# 50 DAHILAN para ipagdiwang ang 50 TAON NG NDFP




# 34

## Hinahangad ng NDFP ang malaya, masagana at maunlad na lipunan. Isinusulong ng Liga ng Agham para sa Bayan (LAB) ang paggamit ng siyentipikong kaalaman sa pagpapaunlad ng bayan at pagtugon sa kahilingan at interes ng mamamayan.

### Aloysius Baes

*Siyentista ng bayan, para sa bayan*



*Isang mahusay na siyentistang Pilipino si Aloysius "Ka Ochie" Baes. Nagtapos siya ng kursong Chemistry sa UP Los Baños noong 1969 at kalauna'y nagturo sa UP. Kasama siya sa mga estudyante at gurong magiting na lumaban sa diktadurang Marcos.*

*Walang pagod niyang isinulong ang pangangalaga sa kalikasan at pagtutol sa dayuhang pandarambong. Nagsaliksik siya hinggil sa masamang epekto ng coal-fired power plant sa Calaca, Batangas. Nanguna rin siya sa pagtuligsa sa mga baseng militar ng US sa Subic at Clark dahil sa pagtatapon ng mga ito ng toxic waste o mga kemikal na peligroso sa tao at kalikasan.*

*Noong 2006, pumanaw si Ochie dahil sa paglala ng kanyang sakit sa puso na humantong sa mga kumplikasyon sa kanyang bato. Dakila niyang pamana ang paggamit ng kanyang talino para isulong at tupdin ang pambansa demokratikong adhikain ng bayan.*